# CORRIDO

O

# Buhay na Pinagdaanan

NI



# PAPA GREGORIO

NA TUBO SA

KAHARIAN NG NAPOLES

# CORRIDO

O

# BUHAY NA PINAGDAANAN

NI

# Papa Gregorio

NA TUBO SA

KAHARIAN NG NAPOLES.



MAYNILA—1913.

Limbagan ni Emilio S. Reyes
S. Sebastian No. 360.

Macapangyarihang Dios co
ako po'y tulungan mo
upang matuligsa co
ang buhay ng̃ isang santo.
Sa aquing pang̃ung̃ulimlim
aco'y inyong pahiramin
ang liuanag naua'y suma aquin
sa bait co'y pagpisanin.
Aquin ding mailathala
buhay na caaua-aua
ni Gregoriong nagdalita
dito sa balat ng̃ lupa.
Dapat ng̃aning salaminin
ng̃ taong sino ma't alin
at ulirang sucat sundin
ng̃ may bait na inanquin.
Cung aco'y pupulaan man
at uiuicaing bulaan
ang dapat ninyong pintasan
ang librong quinaquitaan.
Doon sinasabi ito
sa librong Año Cristiano
at icatlong capitulo
niyong vida de lo santo.
Na ang sabi at pagcabadya
sa Napoles niyong una
ang haring quiniquilala
ay si D. Pedro de Ada.

At ang asaua niyang mahal
si D.a Maria Aguilar
ang loob ay malumanay
sadyang malinis na asal
Sa cagandahang di hamac
nitong Reinang mabanayad
mahinahon cung mangusap
sa sino mang macaharap.
Lalo naman ang monarca
sadyang dunong umistima
sa sinta niyang asaua
di ibig malingat baga.
Ano man ang paroroonan
cahit mangingibang bayan
hindi ibig na mahiualay
ang asauang minamahal.
Sa malinis na pagsinta
niya't pag-aalaala
ang naisip ng monarca
ang cauilang pagsasama.
Pagca't malaon ng arao
buhat sapol ng macasal
may dalauang pu ng bilang
taon ang linalacaran
Hindi ngani namumunga
sacramentong ingat nila
ang binalac ng monarca
sumanguni sa asaua.

Aba sinta co at buhay
aco'y sandaling paqu ngan
sa anyaya cong hinusay
ay sundin mong malumanay.
Ang itinugon ng̃ Reina
aba esposo cong sinta
hindi ca ba umaasang
sa gusto mo'y gusto co na.
Anang hari cung gayon
aba Reinang aquing poon
quita sana'y magdevocion
sa inang Virge'y patulong.
At upan dang pamung̃ahan
sacramento nating tang̃an
di cung quita'y mamatay man
mayroong pamamanahan
Sinimulan na ng̃a nila
ang gauang pagnonovena
nag rosario at sa misa
ay hindi nagsisisala.
Sa mataimtim na pagdaing
sa inang mahal na Virgen
pinamung̃ahan at nagsupling
sacramento nilang anquin.
Ano ng̃a'y sa macaramdam
itong Reinang matimtiman
na siya ay naglalaman
sabihin ang catuaan.

Lalo na nğa ang asaua
tua'y ualang macapara
at tuloy na naghain pa
nğ isang misa de gracia
Dahil sa pasasalamat
sa inang Virgeng marilag
nğ canilang pag-aanac
cahit di pa lumalabas
Aquin nğa munang lisanin
ang sa Reynang pagsusupling
at ang aquing tutunğuhin
itong sa cabilang piling.
Dito rin sa bayan nila
sacop nğ Real corona
may isa namang marqueza
pagca bata na'y ulila
Mahinahon din at mabait
uliran na sakdal linis
sa cagandahan ay labis
marami ang nanğingibig.
Caya nğa't sa caramihan
nğ nagsisipaglacbay
may iba't iba pang bayan
sa marqueza'y lumiligao
Sa talaga ri't caloob
niyong maauaing Dios
ang marqueza'y nalamuyot
nabuyo ang canyang loob.

Dito nanga nalupagui
cabaitan niyang binhi
ang puri ay nagcasanhi
cahihiyan ang tumali.
Ito naman ay di sucat
na ipagtaca ng̃ lahat
capag signos na't planetas
darating na ualang liuag.
Ng̃uni't cung nagcagayon man
puri niya'y nalupasay
canya ng̃ pinag-ing̃atan
at pinailag-ilagan
Ualang quilos na di siya
bubuntobuntong hininga
itinataghoy tui na
canyang pagcacamansa.
Na di niya mapigilan
ang sariling calooban
na cung ano't naruhambang
puri niyang ining̃atan.
Sa cahihiyang di hamac
nasapit ng̃ canyang palad
cung aco anya'y mang̃anac
ang puri co'y sasambulat.
Ang nasoc sa ala-ala
nitong butihing marqueza
mag-alaga ng̃ paltera
sa bahay ay macasama.

Caya ito ang inisip
tumubo sa canyang bait
ng̃ malihim sa tititig
ang puri niyang naamis.
Siya nang̃a ay cumita
hilot na macacasama
at sinabi ang lahat na
sinapit ng̃ buhay niya.
Saan di matatalastas
narating ng̃ canyang palad
hilot nama'y nasapacat
sa mabuting paquiusap
Di co lubhang pasusuguin
ang usapan nilang lihim
at ang aquing sasapulin
lasa cung sa cumacain
Para namang pinagtipan
ang dalauang capalaran
ang marqueza't Reynang mahal
sa arao ng̃ paglalaman.
Pati oras ng̃ pagtangap
nitong magcaisang palad
arao buan ng̃ paglacad
cabalimbaua'y nagtiyap
Caya ng̃a't ng̃ dumating na
ang oras nilang dalaua
nagdaramdam ang marqueza
at gayon din ang Reyna.

Nang mahating gabing tapat
catahimican ng̃ lahat
ang marqueza nama'y caguiat
siyang naunang nang̃anac.
Ang supling na naging bung̃a
isang babaeng maganda
cariquita'y sabihin pa
parang tala sa umaga
Cung siya ay nang̃anac man
ualang ibang nacamalay
sabihin ang catuaan
ng̃ hilot niyang capisan
At gayon din ang marqueza
napasasalamat siya
nacaraang maguinhaua
sa sacuna at pang̃amba.
Ano'y sa mahimasmasan
marqueza ay mabihisan
hilot niya'y tinauagan
tuloy pinaquiusapan
Ano caya aquing hilot
sa aquing gusto'y susunod
ang paltera'y sumagot
aco po'y sadya mong lincod.
Nang matanto ng marqueza
napahihinuhod siya
sinabi na capagdaca
boong cagustuhan niya

Cung aco ay susundin mo
sa magandang hicayat co
ay ito sanang anac co
sa malayo ay dalhin mo.
Huag mong pamamalayan
tao sa loob ng̃ bayan
at quita ay uupahan
ng̃ ucol at carampatan.
Agad namang nalamuyod
sinapacat niyang hilot
caya ang bata'y dinampot
dala ang inuna't pusod
Nanaog na ualang hantong
sapupo ang batang sangol
at ang nasa'y itatapon
palibhasa'y utos yaon.
Sa catulinang di hamac
sa hilot na paglalacad
ang acala nilang linsad
ay nagbago ng̃ hinagap.
Ito'y ipinaisip din
sa hilot ng̃ Inang Virgen
cung itapon ó patain
uala siyang mararating.
Cundi ang lalong tatangap
ng̃ casalanang di dapat
caya ang nasoc sa hagap
bata'y ipasoc sa ciudad.

Para namang nacatulog
mñga bantay na soldados
sa pintua'y nacapasoc
ang nagmamamadaling hilot.
Sa gayong caraming bantay
bigilante sa pintuan
ualang isang nacamalay
hangang sumapit sa hagdan.
Siya'y napailalim pa
sa hagda't ng̃ di maquita
at ang batang daladala
doo'y iniuan na niya.
Sabihin pa ba'y ang tulin
halos patang̃ay sa hang̃in
dahil sa tacot na angquin
na baca may macapansin
Ano ng̃a'y ng̃ dumating na
itong hilot sa marqueza
sinabi na capagdaca
babae'y naitapon co na.
Sagot ng̃ marqueza naman
uala cayang nacamalay
nitong aquing cagagauan
at lihim na casalanan.
Itinugon ng̃ paltera
uala po ni cahit isa
di lalong salamat anya
ang uinica ng̃ marqueza.

Nang oras ding yaon naman
agad siyang guinauaran
ng̃ ucol at carampatan
catapat ng̃ capagalan
Aquin ng̃a munang iticlop
buhay ng̃ marqueza't hilot
at ang aquing idaraos
sangol na ipinanaog
Sa gabi ring yaon naman
ang Reyna ay nagdamdam
caya hindi mapalagay
ang loob ng̃ haring mahal.
Sabihin ang pagcagulo
tanang doctores sa Palacio
hindi sila magcatuto
ng̃ magagauang remedio
Lalo ang hilot ng̃ Reyna
ualang ipinapahing̃a
at nag-iisip din siya
remediong magauang iba.
Ano pa't sa casasalan
ng̃ sa Reynang pagdaramdam
ang hilot ay nagdabilau
siya'y sinumpong ng̃ uhaw.
Sa gayong daming alagad
ay hindi siya tumauag
sa cusina ay lumabas
nag-isip ng banayad.

Halos di pa nalalaon
pagcalabas niya doon
para namang ibinulong
ang iyac ng̃ batang sangol
Caya ng̃ ito'y marinig
siniglan siya ng̃ hapis
balang bintana'y sinilip
at tinitingnang masaquit.
Nang uala't hindi matanao
itong batang sumisigao
ang pasoc sa gunamgunam
ang tumungõ sa hagdanan
Nanaog na capagdaca
na ualang naquiquita
sa lupa'y ng̃ dumating na
luming̃ap ling̃ap ang mata
Mismong sa silong ng hagdan
doon niya napagmasdan
ang batang nahahandusay
may pusod at may inunan.
Ano man ay ualang balot
batang may inuna't pusod
sumilid sa canyang loob
yao'y bagong casisipot.
Sa aua at habag niya
sa batang canyang naquita
dinampot capagcaraca
at binalot ng̃ tunica.

At nagtuloy ng̃ pumanbic
bata'y calong niya't quipquip
ualang isang nacamasid
calooban din ng̃ lang̃it

Sa gayong daming casama
na alagad ng̃ paltera
parang tinacpan ang mata
caya walang nacaquita

Nagcataong sa pagpasoc
nitong palterang nanaog
ay siya namang pagsipot
anac ng̃ Reynang may lugod.

Di ito'y cababalaghan
sa hilot na naisipan
ang sangol na canyang tang̃an
agad na ipinaquipisan

At tuloy na sinabi pa
aba daraqnilang Reyna
matua't pasalamat ca
ang anac mo po'y dalaua.

Masdan mo't cauiliuili
ang cambal na iyong sui
itong isa ay babae
ang cacambal ay lalaqui.

Para yaring pinagpilas
ang anyo t canilang quias
parang buang sumisicat
macaaalio sa lahat.

Ng sa Reynang mapaquingan
sa hilot na isinaysay.
lahat niyang cahirapan
parang naualang anoman.
At ang humalili ay tua
sa Reyna't haring daquila
umasa at naniuala
sa hilot na sinalita
Bago'y ito'y gaua lamang
ng̃ hilot na nagparaan
uala silang camalayan
dito sa ginauang lalang.
Sa laquing pasasalamat
ng̃ hari't reynang mapalad
ang tanang cañon sa ciudad
ay pinasusuhang lahat.
At ang lahat ng lansang̃an
ay canyang pinatabing̃an
ng̃ damascong bagay bagay
nacalulugod cung tingnan.
Sabihin pa ba'y ang gulo
ng̃ lahat ng consejeros
pagpupuri'y mago't mago
halos hindi magcatuto.
At ang bando'y pinalacad
sa boong sacop na ciudad
fiesta reales ay guinanap
ualang sucat macatulad.

Ang lahat ng̃ mg̃a preso
nacauala sa indulto
pati ng̃ mg̃a soldado
sila'y nang̃a carebajo.
Sa catuaang di hamac
ng̃ nang̃ahang̃o sa hirap
pagpupuri'y ualang licat
ng̃ sa Reynang pang̃ang̃anac.
Di co lubhang pasayurin
catuaan nilang angquin
at ang aquing sasabihin
ang dalauang naguing supling.
Ng̃ dumating na ang arao
at oras na cabinyagan
sabihin ang pagdiriuang
ng̃ boong nasasacupan.
Ano'y sa mabinyagan na
ang cambal na anac nila
ng̃ala'y si Pablo ng̃ isa
babae'y si Rosaura
Sa lubos na catuaan
ng̃ hari at Reynang mahal
binalac na capagcuan
isang torreng matahanan.
Palibhasa'y puno siya
sinusunod ng̃ lahat na
ang torre y itinayo na
na pagaua ng̃ munarca.

Di lubhang nalaong arao
ang torre ay naipundar
at ang ginauang tahanan
cuartong nagcacatanauan
Aquing lilisanin muna
ang torreng ipinabrica
at itong batang dalaua
siya cong ipagbabadya.
Sa tulong ng calañgitan
at ñg haring nagmamahal
hindi ibig na maualay
mata niya sa pagtanao.
Lalo nañga itong Reyna
di ibig malingat baga
ang cambal na anac niya
sinasalamin tui na.
Ang ganitong pagmamahal
tayo ma'y nacaaalam
ang aquing ipagsasaysay
ang narating nilang buhay.
Sa talaga at caloob
niyong maauaing Dios
ang paglaqui at paglusog
ang camuc-ha'y binubunot
Caya ñg magsilaqui na
magcapatid na dalaua
sa torre sila natira
at sa cuarto ay tiguisa.

Cahit nagcacahiualay
canilang quinalalagyan
ay para ring magkapisan
at nacapag-uulayao

Nğuni at itong si Pablo
ay nanasoc sa estudio
si Rosaura'y sa cuarto
may nagtuturong maestro.

Ano nğa'y nğ sumapit na
edad na pagcadalaga
ay hindi rin nagpapalla
pag-aaral nğ dalaua.

Nğuni at itong si Pablo
cung mangaling sa estudio
pagdating sa canyang cuarto
ang isip ay gulong-gulo.

Caya gayo'y ang dahilan
nğ hindi icapalagay
sa tuing matatanao
si Rosaurang cacambal.

Ang puso ay nag-aalab
dibdib ay halos mawalat
dahil sa pagsintang tapat
doon sa bimalang dilag

Di lamang niya magaua
ang lapita't magsalita
ó cusang ipahalata
ang na sa pusong acala

Cahihiyan ay malabis
na iniimpoc sa dibdib
ang alam nğa niyang tiquis
ang sila ay magcapatid,
Sa matinding caibigan
at pagsintang iniñgatan
naguing mula at dabilan
nğ canyang iquinaratay.
Na halos di macaquilos
pagca't pangcol nğ sigalot
buntong hiniñga't himutoc
ang siyang nacagagapos.
Sa uala ñgang pag-iuasan
sa bumibidbid na lumbay
siya'y pinagcaguluhan
nğ hari't Reynang magulang.
Ipinatauag sa palacio
lahat nğ mğa medico
doctores at cirujano
at iba pang albolario.
Sa caramihang di hamac
medicong ipinatauag
ay uala ring maguing lunas
ang nararatay sa hirap.
At di nila matapatan
ang cay Pablong caramdaman
caya hindi matiuasay
ualang pagcaguinhauahan.

Caya sa uala't uala rin
sucat na icagupiling
si Pablo'y agad nanaing
sa ama't inang nag angquin.
Na ang uinica'y ganito
ó amang pañginoon co
aco po'y ualang gusto
sa tanang mg̃a medico.
Sapagca't uala rin naman
iguinhaua ang catauan
caya di na cailañgan
ang sila ay mangãgbantay.
Ang pamanhic co pong isa
hangang aco'y na sa dusa
cung itutulot mo ama
at ng̃ Reynang aquing ina.
Aco y paalagaan mo
sa tunay na cacambal co
sacaling manao sa mundo
pahimacas co na ito.
Uicang ito'y ng̃ marinig
ng̃ ama't inang may hapis
tinauag na nilang tiquis
si Rosaurang capatid.
Sa haring pinagsabihan
si Rosaurang timtiman
iyo anyang alagaan
ang capatid mong may damdam.

Siya'y iyong susundin
sa ano mang ibiguin
at cayo'y di cuculañgin
sa balang ibig na gawin
Caya pinahintulutan
sila niyong haring mahal
lubos na inaasahan
na sila ay magcacambal
At sino ang magiisip
cahiman at nalang bait
na sila ay magcapatid
gagaua ng̃ di matuid
Caya lubos ang pagasa
ng̃ hari't mahal na Reyna
na itong si Rosaura'y
mag-alaga sa caniya
Magmula ng̃ alagaan
ni Rosaurang timtiman
naguing lunas cagamutan
ng cay Pablong caramdaman
Ito ñga'y siyang mula
pagca ahon sa dalita
naguing gamot na mistula
cay Rosaurang caliñga
Doon sa pagcacapisan
ng̃ dalawang magcacambal
si Pablo'y di mapalagay
sa pagsinta ang dahilan

Caya ang nasoc sa isip
at sarili niyang bait
cay Rosaura'y lumapit
ang pagsinta'y ng̃ mabatid

Doon sa pagcagupiling
at pagtulog na mahimbing
lalapita't idaraing
sintang na sa panimdim

Dudulog na dahan dahan
cay Rosaurang timtiman
at dinama capagcuan
ang noo t pinanaghuyan.

Aba sinta co at ibig
pang alio ng̃ aquing dibdib
uala nang̃ang ipagtiis
aco cung caya lumapit.

Di cona guinunamgunam
ang lahat ng cahihiyan
at uala ng̃ ipagtang̃an
sa laqui ng̃ caibigan.

Caya ang mata'i imulat
ling̃apin ang na sa hirap
cahit siyang icautas
niyaring buhay cung ining̃at.

Huag na di icao lamang
ng̃ayo'y siyang pangaling̃an
ng̃ buhay co't camatayan
lang̃it conang tuturing̃an.

At cung di mo papansinin
poon ang aquing pagdaing
sa iyo rin mangagaling
camatayang sasapitin

Sa ganoong pañgungusap
si .Rosaura'y nagulat
capagdaca'y nagbalicuas
ito ang ipinahayag

Pablo'y ano ang dahilan
anong iyong naisipan
sa pagtulog cong mahusay
aco'y biglang linapitan.

Ano di mo nababatid
na quita ay magcapatid
ano ang nasoc sa isip
at aco ay linigalig.

Ang itinugon ni Pablo
poon co'y paquingan mo
ang bagay ñg paglapit co
at pagguising ñg tulog mo.

Ang balang iyong ibiguin
ay magagaua sa aquin
pañganlan mong aco'y tacsil
poo'y aquing maaamin.

Alalahanin mo lamang
sa sariling calooban
ualang iba cundi icao
ang aquing iquinaratay.

Caya natindi sa hapis
ualang iuasan ang bait
ang dahila'y sa pag-ibig
na namamahay sa dibdib
Ng̃ayo'y maglualbati ca
ó butihing Rosaura
ang aquing tapat na sinta'y
huag mong icabalisa.
Gayong uica'y ng̃ malining
si Rosaura'y nagturing
ano ang sumapanimdim
at aco ay sisint hin.
Di mo baga nalalaman
na quita ay magcacambal
saca ng̃ayo'y aalayan
ng̃ sinta ay anong bagay.
Icao ay huag mabighani
sa sarili mo'y mag-uari
at iya'y hindi ugali
tungcol mg̃a anac hari.
O icao ay nalupigan
ng̃ Demoniong tampalasan
caya di mo napagnilay
ang ganitong mg̃a bagay.
Ang isinagot ni Pablo
aba alio ng̃ puso co
huag ng̃ acalain mong
aco'y dinaig ng̃ tucso.

Ito'y sadyang catutubo
na naquiquintal sa puso
ngayo'y iyong matatanto
buhay co ma'y masiphayo.

Ang cay Rosaurang sagot
Pablo'y huag malamuyot
icao ay magdalang tacot
sa sariling iyong loob.

Sa cay Pablong casagutan
aba panali ng buhay
cung hindi mo papayagan
mahanga'y aco'y mamatay.

Binunot capagdaca
ang puñal na ingat niya
pagmasdan mo Rosaura
ang aquing maguiguing hanga.

Aanhin co pa ang dangal
dito sa mundong ibabao
cung hindi mo papurihan
ngayo'y magpapacamatay

Iniacma capagdaca
ang puñal na hauac niya
cay Rosaurang maquita
piniguil capagcaraca.

Saca ang ipinagsulit
Pablo'y anong na sa isip
at cusang magpapacabulit
sa balong casaquit saquit.

Hindi mo ba nalalaman
ang gauang magpatiuacal
yao'y casalanang mortal
na ualang capatauarang.

Ani Pablo sa canya
aba ilao niyaring mata
hindi co na cailañgan
aco'y mapasa guinhaua.

At iniacma na naman
ang puñal na na sa camay
cay Rosaurang tinangnan
at nag-uica ng̃ malubay.

Manong mag-alaala ca
at sa aqui'y tumalima
ang gauang magbigti anya'y
ualang cacamtang guinhaua.

Caya icao ay mag-isip
tibayan ang iyong dibdib
huag cang cusang paraig
sa masamang pag-iisip.

At icao ay mag-alaala
sa Virgeng cay Santa Maria
na ang lumabo mong mata
ay palinauin din niya.

Nang iyong mapag-aninao
sa Dios na cautusan
ang cay Pablong casagutan
yao'y aquing nalalaman.

Sinong di nacatatalastàs
sa iyong ipinahayag
ñguni't ang aquing pag-liyag
ay hindi na maaampat.
Anhin co pa yaring buhay
dito sa mundong ibabao
yamang di mo rin ayunan
huag ca ñg mahinayang.
Pagcauicang yao'y agad
ang puñal ay isasacsac
sa dibdib ay itatarac
cusang magpapacautas.
Gayong gaua'y ñg maquita
niyacap ni Rosaura
Pablo'y maghunos dili ca
sa gauang hindi maganda.
Naquilala co ñg tunay
ang pag ibig mong dalisay
lubos ang aquing hinayang
sa calulua mo't buhay.
Ñgayo'y tinatangap co na
Pablo ang alay mong sinta
huag lamang macondena
iyang iyong calulua.
Caya lamang pala icao
cusang magpapatiuacal
sa pag-ibig ang dahilan
cung hindi quita ayunan.

Ngayon yaring aquing loob
cusa ng napahihinuhod
huag ca lamang mahulog
sa lilong mga demonios.

Ito nanga'y siyang mula
pagcabihis sa dalita
at ang humalili'y tua
pinaramtan ng calinga.

Tumiuasay na ang dibdib
nitong nagugulong isip
siya nangang pagcahasic
puhunang binhing tangquilic.

At sa aua ng Maycapal
binhing pinagcapagalan
di nalanta at nagnaonao
sa tulong ng calangitan.

Caya ng maramdaman na
ng mahinhing Rosaura
sa cay Pablo'y lumapit na
ito ang ipinagbadya.

Pablo'y ano caya naman
ang ating maguiguing buhay
cung ito ay maramdaman
ng hari't Reynang magulang

Isang libo mang buhay ta
lilipuling ualang sala
lalo't cung ito'y maquita
gaua nating di maganda.

Nĝ sa cay Pablong malining
cay Rosaurang panaing
sinta'y huag cang manimdim
iya'y di mapapansin.
Sacaling cung pumarito man
at sa canita'y dumalao
cung ang magsasabi'y icao
cung caya mamamalayan.
Hindi na nĝani umimic
si Rosaurang may hapis
si Pablo nama'y nag-isip
sa sarili niyang dibdib.
Ang nasoc sa gunamgunam
sa sariling calooban
magpagana capagcuan
nĝ barriles na sisiglan.
Ano nĝa'y sa mayari na
barriles na pundar niya
itinago capagdaca't
inilalaang talaga.
Lisanin co munang saglit
ang itinagong barriles
sandali cong ibabalic
cay Rosaurang may hapis.
Magmula na nĝ tumangap
nitong sa mundong vanidad
ang palagui nĝ cayacap
ang dalamhati at sindac.

Sa sarili'y nagbubulay
at sa lañgit ay tatanao
tuloy ipananambitan
tiis aquing capalaran.

Ang pagcacaganito co
amang lumic-ha sa mundo
dahil po sa hinayang co
sa calulua ni Pablo

Na caya ñga lamang siya
ay cusang pacocondena
ang dahila'y sa pagsinta
cung hindi co tulutan siya.

Di co lubhang pahabaan
gaua niyang panambitan
at ang aquing pagbalican
itong canyang cabuhayan.

Ano ñga'y sa maganap
ang siyam na buang sincad
isang hating gabing tapat
si Rosaura'y nañganac.

Sa tulong ng calañgitan
nacaraang mahinusay
uala munti mang ligamgam
at malacas ang catauan.

Ang supling niyang lumabas
isang lalaquing may quias
pagcagandagandang bicas
si Adonis ang catulad.

Caya ñga't si Rosaura
may hirap ma'y guminhaua
quinalong na capagdaca
ang bugtong na anac niya.

At ang uinica'y ganito
aba bunso ng̃ ina mo
pahimacas co na ito
sa buhay na puhunan co.

At hindi rin malalaon
bunso ang aquing pagcalong
at ñgayon di'y itatapon
icao ng̃ ama mong poon.

Ang pagtatapon sa iyo
di sa galit ng̃ ama mo
ang dahila'y sa peligro
tacot namin sa nuno mo.

Caya patauad ang ina
patauad ang iyong ama
ay manong patnubayan ca
ng̃ Virgeng Santa Maria.

Na cung icao'y matapon man
ay huag ca ring pabayaan
dugtungan ang iyong buhay
ng̃ Dios sa calang̃itan.

Ng̃ ito'y maipagbadya
nagtindig si Rosaura
ang relicario'y quinuha
sa quinalalaguiang alta.

At biniyac capagcuan
relicario niyang mahal
ang cabiyac ay iniuan
doon sa licod ng altar.

Ang isa'y inilagay na
sa batoc ng̃ anac niya
tandang cung canyang maquita
ay agad maquiquilala

Cabit mapalayong bayan
cung sila ri'y nabubuhay
tandang lihim cung malaman
may pagcacaquilalanan.

Sa mailagay na niya
ang señales na padala
si Pablo ay gumaua na
ng̃ ilalangcap na carta.

Ang nabibilin sa sulat
sino man ang magcapalad
dito sa bugtong cong anac
inyong pabinyagang agad

At ito'y di pa cristiano
ualang sangcap na bautismo
ang macapulot ma'y sino
ito ang paquiusap co.

Pagca yari ay sinarhan
ang bata'y tuloy tinangnan
ipinasoc na marahan
sa barriles na sisiglan.

Bata'y ano'y sa masilid
pinacabuti ang taquip
at alaalang masaquit
baca tagasan nḡ tubig.
Sa gabi ring yaon naman
oras na catahimican
lumacad siyang naglamay
tinunḡo ang caragatan.
Nḡ sumapit sa aplaya
sa tubig ay lumusong na
ang barriles niyang dala
marahang inilagay na.
Para niyang sinusuboc
baca sacaling lulubog
at ang canyang na sa loob
ay hindi ipaaanod.
Nḡ maquita niyang litao
barriles ay binitauan
at canyang pinagmamasdan
lugar na patutunḡuhan
Palibhasa ay t.himic
ualang hanḡing umiihip
naaanod ang barriles
gaua nḡ agos nḡ tubig.
Nḡ patunḡo na sa laot
cay Pablong pinanonood
siya nama'y tumalicod
luha sa mata'y nanagos.

Lumacad ng̃ humihibic
luha ay tumataguistis
hangang sa siya'y sumapit
at sa torre ay pumanhic
Ng̃ sa cuarto'y dumating na
tinanong ni Rosaura
saan mong lugar dinala
caaua-auarg anac ta.
Ang cay Pablong itinugon
aba sinta co at poon
sa dagat co itinuloy
at doon co itinapon
Uicang ito'y ng̃ matatap
ng̃ abang nagsisiyasat
sa pagca tayo'y nabagsac
halos ang buhay mautas.
Sinacbibi capagcuan
ni Pablo ang hinimatay
aba sinta co at buhay
icao ba'y maquiquiramay.
Ang iyong alalahanin
itong calagayan natin
icamamalay sa lihim
ay sa iyo mangagaling.
Sa mauli na ang loob
ng̃ isip na nacacatulog
si Rosaura'y sumagot
aba Pablong aquing irog.

Icao ba'y di nahabag
nğ pagtatapon sa dagat
ang cay Pablong isinaad
sinta'y huag nğ mangusap.
Alin puso naman caya
ang di sa gayo'y manglata
nğuni't aco ma'y may aua
tinitiis co nğ paua.
Aquin nğa munang talicdan
ang canilang salitaan
at ang aquing pagpihitan
batang na sa caragatan
Sa catulinan nğ agos
barriles ay napalaot
doon lumitao lumubog
sa caloobán nğ Dios.
Nğ siyam nğ gabing ganap
lulutanglutang sa dagat
ualang ibang naghahauac
cundi ang Virgeng mapalad.
Sa panahon din nğang ito
ang haring Elencio Magno
galing sa malayong Reyno
quinasasaquian ay navio.
At siya'y papaoui na
sa sariling bayan niya
sabihin ang pagsasaya
pati nğ mğa casama.

Sa habang pagnanabegar
paglayag sa caragatan
largavista'y na sa camay
siya'y nagtatanao-tanao.
Sa canyang liningap-lingap
at paglilibang sa dagat
barriles ay napagmalas
nagcagusto siyang agad
Ang puso'y parang tinugtog
niyong barriles na na sa laot
madali siyang nag-utos
sa casamang marineros.
Ngayon din ay magbiglaan
sa bote cayo'y sumacay
barriles cong natatanauan
ay siya ninyong paroonan
At dalhin dito sa aquin
huag cayong magsitiguil
nagsisunod naman tambing
palibhasa'y canyang orden.
Ang barriles ng macuha
sa navio ay isinampa
pinabucsan capagdaca
niyong daraquilang monarca.
Ng mabucsa'y batang sangol
ang nacuhang laman niyon
at naquita naman tuloy
ang cartang ipinabaon.

Catuan'y dili hamac
ng̃ bunying sacramajestad
pagcagandagandang palad
nitong aquing paglalayag.
At tuloy sinapacat na
ang lahat niyang casama
ipaglihim ninyo anya,
itong bata cong nacuha.
At huag ng masasabi
sa caunti't marami
sa utos co'y ang tumangi
ang buhay ang mapuputi.
At ito'y malalaman din
ng̃ taong sino ma't alin
sa Toledo cung dumating
aco ang inyong susundin
At aquing ipahahayag
sa boong sacop na ciudad
bando ang magsisiualat
na ang Reyna ay nang̃anac.
Sadiyang ito y palad co na
caloob ng̃ Dios ama
na ualang sucat magmana
ng̃ aquing cetro't corona
Di co lubhang palutasin
ang sa haring pagtuturing
at ang aquing babaybayin
pagnanabegar ng̃ tulin.

Sa cabilisang di hamac
ng̃ canilang paglalayag
dumating na ualang liuag
sa Toledo ay sumadsad
Pagca pondo'y umahon na
itong mahal na monarca
ipinaloob sa capa
itong sangol na nacuha
At hindi ipinamalay
sa soldadong caramihan
nagtuloy sa palacio real
at sa Reyna'y inialay
Canyang ipinatalastas
sa asauang sinta't liyag
ang pagcasagip sa dagat
sa canilang paglalayag.
Ito'y capalaran na
na tayo ay magcaburg̃a
ualang iba cundi siya
magmamana ng̃ corona
Anang Reyna ay ganito
palacarin mo ang bando
ipag viva ng̃ soldado
sabihing nang̃anac aco,
Caya noon di'y gumayac
ang bando ay pinalacad
na ang sigauan ng̃ lahat
canilang Reyna'y nang̃anac,

Ang guinaua nĝ monarca
sa palacio ay nagpafiesta
catua'y sabihin pa
boong nasasacop nila.
At ang matatanda't at bata
paraparang natutua
dahil sa pagkabalita
sa Reyna nilang daquila.
At ang lahat nĝ soldado
pati mĝa precidario
sila'y nanĝag caindulto
guminhauang paparejo.
Ano pa't ang boong ciudad
sacop nĝ haring mataas
malaquing pasasalamat
nĝ sa Reynang panĝanĝanac.
Lalo nanĝa nĝ binyagan
ang anak nĝ haring mahal
halos hindi magkamayao
nĝ tua sa kaharian.
Naguing panĝala'y Gregorio
nĝ nagcamit nĝ bautismo
capuriha'y mago't mago
nĝ Reyna at soberano.
Pagmamahal ay sabihin
halos di pahipan sa hanĝin
may lungcot man ang panimdim
ay nagsisilbing pang-alio.

At di ibig ang malingat
ang bugtong nğa nilang anac
caya sa boong magdamag
ang Reyna na ang nagpupuyat.
Lisanin co munang saglit
ang camahalan sa dibdib
at ang aquing ipagsulit
cay Gregoriong napagsapit.
Sa tulong at cabagsican
nğ Dios sa calangitan
uala ni ano man lamang
na naguiguing caramdaman.
At ito ay ugali na
hindi dapat ipagtaca
cahiman at aling vida
pagdinaan sa historia
Sa paglaqui ay gayon din
hindi dapat papansinin
nğ agad nating marating
ang lasap nğ sasabihin.
Nğ dumating ang panahon
bata'y maguing ualong taon
guinaua nğ haring poon
ay nagpatauag nğ lector.
At ang bata'y ibinigay
caniyang pinaturuan
niyong sarisaring bagay
cung tungcol sa camahalan

Di tumangui sa monarca
si Gregorio'y isinama
at ang pagtuturo niya
bucod tañgi sa lahatna.
Ang una'y aa alangalang
sa hari niyang magulang
at saca sa cabaitan
ñg sa batang pag-aaral.
Maliuanag cung bumasa
at matalas ang memoria
ang ituro sa umaga
sa hapon nama'y iba na.
Caya di nalaong arao
cay Gregoriong pagaaral
siya'y naguiguing tanuñgan
ñg iba pang casamahan.
At ang nagtuturong lector
sa canya'y naquiquitanong
siya naman ay tutugon
sasagot ñg mahinahon.
Malabis ang pagtataca
ñg nagtuturo sa canya
at ang na sa alaala
ang siya ay laluan pa.
Sa catalasang di hamac
ñg memoria niyang iñgat
parang ilao na maniñgas
sa casama niyang lahat

Sa cahabaang panahon
ng̃ pagcatira sa lector
ng̃ maguing sampu ng̃ taon
siyang hantung̃an ng̃ dunong.
Caya ng̃a ng̃ magca-edad
labing walong taong singcad
sa clase siya'y lumabas
at magbacasion ang hang̃ad.
Parang tinaong talaga
doon sa paglabas niya
na ang haring canyang ama
nag casaquit capagdaca.
Ang dumapong caramdamam
daan ng̃ iquinamatay
sabihin ang calumbayan
ni Gregoriong matimtiman
Uala siyang bigong quilos
na hindi naghihimutoc
at panambitang tibubos
sa saquit ng̃ canyang loob.
O amang mapagpalayao
sa anac na minamahal
ito na'y ang catapusan
di pagsasalo sa dulang,
Saan quita hahanapin
caylan quita hihintin
at sino ang tatauaguin
amang marunong mag-angquin.

Dibdib co'y damhin mo muna
ng̃ayo'y yayacapin quita
maguing pahimacas co na
ng̃ di natin pagquiquita

Di co lubhang pahabaan
cay Gregoriong panambitan
guinanap ang catungculan
ipinalibing ang bangcay.

Dito nang̃a naligalig
cay Gregoriong pag-iisip
sa clase'y di na nagbaiic
dabil sa lumbay at hapis.

Uala ng̃ ibang guinaua
cundi tumaghoy lumuha
at maglibang man sa lupa
di mapaui ang dalita.

At gayon din yaong Reyna
ualang iguiniguinhaua
sa pighati't lumbay niya
yacap ng̃ buntong hining̃a.

Ay sa gayong calumbayan
dibdib ay di matiuasay
naguing parang isang daan
ng̃ canyang iquinaratay.

Sa matinding dalamhati
ng̃ sa Reynang loob ng̃ani
cahiman at sasandali
hindi magcalualhati.

Sa tuing maaalaala
ang namatay na asaua
bubuntobuntong hiniñga
dibdib ay halos magsara.
Sa pighati't calumbayan
nğ puso at calooban
parang pintong pinasucan
nğ gahasang camatayan
Lalo na nğang naghinğapos
cay Gregoriong puso't loob
ang catauan ay nanglambot
hindi na ibig cumilos
Panambitan ni Gregorio
¡oh! inang pinagmulan co
aco nğayon ay paano,
mahanğa'y ipagsama mo.
Aco'y nag-iisa-isa
ulila sa ama't ina
caya nğayo'y mabuti pa
aco'y iyong ipagsama.
Ipaquipisang ilibing
sa bangcay mo inang guilio
at ang buhay co pa y anhin
cung ualang inang tauaguin.
Aquin nğa munang iticlop
cay Gregoriong dalang lungcot
at ang aquing idaraos
ang bangcay nğ inang irog.

Ito'y quinaugalian
sapol ng̃ tayo'y mabuhay
capag ang tao'y namatay
ibabaong sapilitan.
Dito na ng̃a si Gregorio
loob ay naaborrido
cahit saan man patung̃o
ualang guinhauang matamo.
Arao gabi'y tumatang̃is
nananaghoy humihibic
batang sangol ang caparis
sa luhang tumataguistis.
At hindi na dinaramdam
ang ano mang cahihiyan
at ang na sa calooban
ang ama't inang namatay.
Aquin ng̃a munang iligpit
cay Gregoriong panananḡis
at ang dausin cong tiquis
ang catotong napaguibic.
Ito ay caniyang amigo
na casama sa colegio
sa caniyang pag-eestudio
sa pagcain ma'y casalo.
Pagdating ay quinamayan
nagyacap na mahinusay
at sila ay nag-agapay
sa sillang quinauupan.

Binati na si Gregorio
nitong caniyang caestudio
anong laqui ng̃ hapis mo
cung icao ay pagmasdan co.
Cay Gregoriong casagutan
sinong hindi malulumbay
sa loob ng̃ ualong arao
ama't ina co'y namatay.
At cung hindi ca dumating
aco'y ualang icaalio
naguing lunas ca sa aquin
sa pighati ng̃ panimdim.
Isinagot ng̃ catoto
salamat naman sa iyo
ito palang pagdating co
naguing lunas ng̃ puso mo.
Cata'y hindi mahatulan
catoto ng̃ ibang bagay
ng̃ para agad maparam
ang lahat mong calumbayan.
Icao ng̃ayo'y cumita
sucat mong maguing asaua
at mapapauing lahat na
pighati mong daladala.
'Sagot naman ni Gregorio
mabuti ng̃a catoto co
ng̃uni't cung dito sa Reyno
ualang maquiquita aco.

Cahit saan man maglacad
tungcol dito sa ciudad
ay ualang mahahagilap
na sucat cong macatapat.

Anitong catoto niya
cung uala cang maquiquita
maguing palad mong talaga
di sa aquin ca sumama.

Aco'y mayroong nalalaman
ay malayo lamang bayan
Napoles ang caharian
isa rin naman sa dañgal.

Ang pañgala't bansag niya
ay si D.a Rosaura
na anac din ñg monarca
na si D. Pedro de Alba.

Na cung iyong mamamasid
ang gayong himalang diquit
tatablan ca ñg pag-ibig
sa cagandahan ñg tindig.

Ng cay Gregoriong matatap
ang gayong ipinahayag
hindi pa nacacaharap
sa puso'y parang tumarac.

At tumanong sa catoto
totoo ba ang uica mo
cung aco ba'y magcagusto
sasamahan mong dumayo.

Ang isinagot sa canya
sa sabi co'y umasa ca
cailan ma't lalacad ca
aco'y iyong ipagsama.
Si Gregorio'y nagpagayag
ng̃ sarisaring alhajas
mg̃a batong maquiquisap
macasisilao sa lahat
Di nalaon ay napundar
balang canyang caibigan
palibhasa'y hindi culang
ng̃ gagamiting ano man
Caya lamang magluluat
cung gahol na sa pamimilac
at sa uutusa'y salat
lalo't gaya cong mahirap.
Ang paris nitong mayaman
saca anac pa sa dang̃al
ang ano mang maibigan
ay dali-daling lilitao.
Caya ng nahahanda na
tanang̃ gagamitin niya
nagpacuha ng̃ pragata
sasaquian nilang dalaua.
Ng dumating ang sasaquian
tiniguib ng̃ cayamanan
babaunin nilang tunay
nitong pang̃ing̃ibang bayan.

Pagcatiguib ay nagmando
sa isa niyang soldado
magmadaling sunduin mo
ñgayon ang aquing amigo.
At sabihin mo sa caniya
na aco'y nagagayac na
lumacad na capagdaca
itong inutusan niya
Di naman lubhang nabalam
ang soldadong inutusan
dumating na di naliban
ang catotong catipanan.
Noon din ñga ay tumulac
minulan ang paglalayag
gaua ng̃ hang̃ing malacas
catulina'y dili hamac
Ano'y ng̃ sila'y dumating
sa sadiyang nasang lacbain
si Gregorio ay nagturing
sa catoto niyang guilio.
Yamang atin ng̃ sinapit
caharian ng̃ Napoles
quita ñgayon ay magbihis
magbago ng̃ pananamit.
Ang guinaua ñgang vestido
tumulad sa extrangero
at ang boong bastamento
inaentrega sa casero.

Sampung cayamanang dala
na talagang baon nila
inihabiling lahat na
parang isang albacea
Nḡ maentrega nang lahat
tanang gagastahing pilac
ang dinala'y ang alhajas
na regalong igagauad
At lumacad capagdaca
ang dalauang magcasama
parang maglilibang sila
sa di dating naquiquita.
At doon din sa pagpapasial
nḡ dalauang magcaibigan
sumapit na ualang malay
sa tica nḡ gunamgunam.
Nḡ sila ay matapat na
torre ng bunying princesa
tumiguil capagcaraca
at nag-usap ang dalaua.
Sa pag-uusap na ito
nḡ dalauang magcatoto
ualang binubucsang testo
cundi buhay ni Gregorio.
Caya't sa pag-uulayao
nḡ dalauang magcaibigan
nagcataong natapatan
sa princesang panunuñgao.

Ng̃uni't hindi pansin nila
ang na sa bintanang princesa
cundi ng batiin silang
ito ang ipinagbadiya.

Aniya'y mg̃a maguinoo
anong guinagaua ninyo
tapat ng̃ durung̃auan co
iya'y baual sa concillo.

Uicang ito'y ng̃ marinig
ng̃ dalauang magcaniig
camunti ma'y di nagsulit
parang naualan ng̃ isip.

Pagting̃ala ay naquita
yaong uliran ng̃ ganda
si Gregorio ay nagtaca
napaui ang madlang dusa.

Dahil sa inam ng̃ tindig
muc-ha ng̃ nangaling sa lang̃it
ang sino mang macamasid
ay tatablan ng̃ pag-ibig.

Caya itong si Gregorio
bait isip ay nagulo
ang uinica sa catoto
ang sadiya ta na ba'y ito.

Isinagot sa caniya
iyan ng̃a at dili iba
sadiyang pamaui ng̃ dusa
pangulo sa alaala.

Cay Gregoriong casagutan
dapat ñganing caguluhan
cahit dibdib mo'y may lumbay
'ay agad ng̃ mapaparam.

Sa paguusap ng̃a nila
tumanong si Rosaura
mg̃a maguinoo ania
cayo'y taga saan baga.

Ang sagot ng̃ magcatoto
cami po'y taga Toledo
anang princesa'y ganito
baquit cayo naparito.

Cayo baga'y may calacal
ó comerciong bagay bagay
cung mayroon aco'y dalhan
ng̃ aquing maiibigan.

Anito ñgang si Gregorio
ano puba ang ibig mo
magsabi ng̃ balang gusto
at dadalhin sa harap mo.

Itinugon ng̃ princesa
cung aco'y dadalhan nila
alajas na magaganda
madlang sarisaring moda.

At aquing pagbabayaran
sa iniyong cahalagahan
at cung aquing maibigan
hindi cuna tatauaran.

Ang uinica ni Gregorio
cami po'y may dala rito
sarisaring mğa bato
na nababagay sa inyo
Cung iyo pong maiibig
diya'y aming ipapanhic
si Rosaura'y nagsulit
dalhin dito't nğ mamasid.
Pumanhic na nagtuluyan
ang regalo'y iyaalay
sa princesang caisipan
yao'y talagang calacal.
Hindi niya nababatid
na ito ay nanğingğibig
na cung caya nacasapit
dito sa reynong Napoles.
Sa torre'y nğ mapanhic na
si Gregoriong naninința
inialay na nğa niya
ang regalong daladala
Cay Rosaurang mamasdan
alhajas na bagay bagay
caniyang pinaquitunğuhan
cung magcano ay babayaran.
Isinagot ni Gregorio
iy n po'y hindi comercio
caya lamang dinala co
talagang ireregalo.

At cung iyong babayaran
ay hindi co ibibigay
palibhasa'y di calacal
sadiyang pangregalo lamang.
Anitong si Rosaura
maguioo y baquit aniya
may pagdadalhan ca pala
dito'y ipinanhic mo pa.
Cay Gregoriong isinagot
aba liuanag ni Venus
ualang sadiyang na sa loob
cundi ang iyong alindog.
Na cung caya naparito
ang abang taga Toledo
sadiyang tangca nğ puso co
na maglilingcod sa iyo.
At di ca pa naquiquita
lubos ang aquing pag-asa
na sa iyo't dili iba
namahay ang alaala.
Ang hindi co lamang batid
baca maguing subiyang tinic
maguing bisol sa dibdib
nğayon ang aquing pag-ibig.
At cung magcacagayon man
na aco'y hindi mo titingnan
matitiis co rin naman
cung siya cong capalaran.

Isinagot ng̃ princesa
baquit magcacagayon ca
ng̃ayon mo lamang naquita
tinablan ca na ng̃ sinta.
Cundi pa quita tinauag
sa torre ay pinaaquiat
di mo pa maipahahayag
ang sintang iyong iningat.
Cay Gregoriong casagutan
aba liuayuay ng̃ buan
ualang ibang pinaglacbay
cundi ang iyong carictan.
At sa aquing paglalayag
pinuhunan co ay hirap
pagod at malaquing puyat
sa calauacan ng̃ dagat.
Di co na guinuniguni
ang buhay cong mapuputi
dahil lamang sa pagcasi
sa cagandahan mo't buti.
Tang̃i pa sa cahirapan
guinugol ang cayaman
ang aquing Reyno'y iniuan
at sa iyo ang dahilan.
Caya mahal na princesa
ng̃ayo'y maglualhati ca
ang nababad sa dusa
ay iyong biguiyang guinhaua.

Sa gayong ipinagsulit
princesa'y di nacaimic
nag-aalaalang masaquit
sa sarili niyang dibdib.
At ang na sa gunamgunam
itong caniyang inangyayahan
ay di niya nalalaman
na may pagsintang matibay.
Caya ng̃a t si Rosaura
nagulo ang alaala
sa capalaran co aniya
parang aco ang cumita.
At ng̃ayon co napagnilay
sa aquing casarilinan
ito palang capalaran
parang isang camatayan.
Na hindi mo mapipiguil
cung oras na ng̃ pagdating
cu naman ipagsinter
ng palad co ng̃ abutin.
At saca siya sumagot
ca Gregoriong lumuluhog
di yata't ang iyong loob
dito'y sadiyang maglilingcod.
Ng̃ayon co maquiquilala
tunay na iyong pagsinta
cung icao ay tatalima
sa aquing hiling at pita.

At cung tapat sa panimdim
ngayon ang iyong pagtingin
ay dapat mo namang sundin
ang lahat cong sasabihin.

Si Gregorio ay tumugon
aba pinapanginoon
sabihin cung ano yaon
susundin cong mahinahon.

Cahanganan ng sabi co
poon ngayon sa dangal mo
corona man ng Toledo
ibibigay cung ibig mo.

At aco'y di na sasapit
paririto sa Napoles
cundi susunod sa nais
sa lahat ng iyong ibig

Anitong si Rosaura
aanhin co ang corona
aco nama'y may dangal na
na caparis din ng iba.

Ang hinihingi co lamang
cung quita aniya'y macasal
ipangiling pag-ingatan
hangang sa siyam na arao.

Sa hapon nama't umaga
quita ay magnonovena
manalangi't pacalara
sa Virgeng cay Santa Maria.

Cay Gregoriong isinagot
anong hindi pagcasunod
at nasa rin niyaring loob
ang calinisang tibobos
Dito na ñga pinagtibay
ang canilang salitaan
cung dumating na ang arao
agad silang pacacasal
Hustong isang taong sincad
ang guinaua nilang treguas
di nalao't ng maganap
napacasal silang agad
Ano ñga y sa macasa na
si Gregorio't Rosaura
sa gauang pagnonovena
ay di sila sumasala.
Ng maguing lima ng arao
ang canilang pagcacasal
ang oras ay alinsañgan
ualang sucat pagpalaguian.
Ang dalauang mag-asaua
sa salas ay lumabas na
at ang hinahanap nila
catauan ay guminhaua
At doon sa paglilibang
sa salas ay pagpapasial
sila nama'y nasisimuyan
ng sa haoñging palaypalay.

Dito nanğa si Gregroio
nagsalita nğ ganito
aba lunas nğ puso co
aco caya'y susundin mo.
Ang sagot ni Rosaura
aba casi co at sinta
sabihin cung anong ola
sunod aco at talima.
Cay Gregoriong isinagot
ang tica nğ aquing loob
ibig co sanang matulog
umunan sa iyong tuhod.
Anitong si Rosaura
para gayon lamang pala
halina at mahiga ca
sa hita co'y umunan ca.
Sumalig na capagcuan
at sa hita ay umunan
tuloy namang hininğutan
ni Rosaurang timtiman.
Doon sa pagcacasalig
ni Gregorio ay naidlip
nacatulog na mahigpit
gaua nğ sa hanğing ihip.
Ano pa nğa't sa pagtulog
na sinasanği ang buhoc
paghaui sa bandang batoc
relicario'y napanood.

Capagcaquita'y nagulat
sinalacayan ng̃ sindac
pinapagdaop ang palad
luha'y casabay nalaglag.

At ang uinicang tinuran
pagcasamang capalaran
niyaring aquing quinaratnan
cung ano pa at nabuhay.

Manong ng̃ aco'y bata pa
ay quinitil mo na sana
yaring tang̃an cong hining̃a
ng̃ hindi na nagcasala.

At sino sa Sangtinacpan
ang aquing macacabagay
caya ng̃a Virgeng marang̃al
cunin mo na yaring buhay.

At sa aqui'y ibig co pa
aco ng̃ayo'y mamatay na
huag na lamang matira
aco sa pagcacasala.

Sa pagtaghoy at pagluhog
niya at paghihimutoc
luha niyang umaagos
pumatac sa natutulog.

Palibhasa ay malamig
luha niyang tumataguistis
pagcalaglag ay sumapit
sa muc-ha ng̃ naiidlip

Cay Gregoriong maramdaman
muc-ha niya'y napatacan
nagbalicuas capagcuan
tinanong cung anong bagay.
Ano ang dahilan irog
ng̃ luha mong umaagos
sa aquin yatang pagtulog
pag-unan sa iyong tuhod.
Cung aquin mang naguing sala
sa iyo casi co at sinta
tinatangap cong lahat na
ang iyong iparurusa
At hindi co nalalaman
yao'y maguing casalanan
ang .quing pagcagulaylay
sa iyong sinapupunan.
Caya naman ng̃ayon aco
tumatangap ng̃ castigo
sa balang maguiguing gusto
parusang ibibigay mo
Ang sagot ni Rosaura
baquit ipagcacasala
inluluha ng̃ mata
sa casaman cong fortuna.
At uala ng̃ ipaparis
sa capalaran cong lihis
dahilan sa napagsapit
buhay co sa pagcaamis.

At cung ano't binuhay pa
aco sa pagcacasala
manong ng̃ aco'y sangol pa
aco sana'y namatay na.

Di hindi na sinapit co
buhay na magcaganito
tugon naman ni Gregorio
baquit gayon ang uica mo.

At huag mong pagsisihan
sa aquin ang pageacasal
at cung aco'y di pa bagay
mita ca ng̃ macapantay

At uala ca pa ring mancha
anyo sa pagca dalaga
caya labis macaquita
maguiguing palad na iba

Ang cay Rosauraag tugon
may himutoc at panaghoy
Gregorio ay uala roon
sa luhang ibinabalong.

Ang boong cadahilanan
sa luhang ibinubucal
pagca abang capalaran
niyaring aquing pamumuhay.

At ng̃ iyong matalastas
ay aquing ipahahayag
sasabihin co ang tapat
at ng̃ di ca maghinagap.

Nḡ unang cadalagahan
aco'y bagong sumisilang
sa puri co'y ang pumugay
si Pablong aquing cacambal.
Uala na, nḡa't namatay na
aco'y naiuang mag-isa
saca nḡ magcaasaua
anac co pang naquilala.
At sino pa sa Sangmundo
maguiguing panḡalaua co
anac co at capatid co
ang naguing capalaran co.
Aling puso ang di caya
maghimutoc at lumuha
palad cong napacaaba
dito sa balat nḡ lupa,
Isinagot ni Gregorio
ano iyang uiniuica mo
aco'y maguiguing anac mo
malayo ang aquing Reyno.
Ang bayan cong tinubuan
ang Toledong caharian
hari ang aquing magulang
si D. Elenciong maranḡál
Saca naman ang ama mo
yaong haring si D. Pedro
icao nama'y taga rito
hindi taga ibang Reyno.

Saca ang iyong bansag
na aco ang iyong anac
paanong hindi linsad
ang iyong ipinahayag.
Anitong si Rosaura
sa aqui'y maniuala ca
na aco ay iyong ina
at anac na tunay quita.
At ng̃ para malaaman mo
ang iyong paguiguing tao
icao ay naguing anac co
sa cacambal cong cay Pablo.
Siyang tunay na inapi
sa ining̃atan cong puri
at icao ang naguing sui
naguing supling sa pagcasi.
At ng̃ icao ay lumabas na
lihim naming naguing bung̃a
guinaua ng̃ iyong ama
icao ay agad quinuha.
At icao ay isinilid
sa ipinundar na barriles
at lihim cang inialis
na itinapon sa tubig.
Icao ay lumutang lutang
sa guitna ng̃ caragatan
at nasaguip ca ng̃a lamang
ng̃ haring Elenciong mahal.

Siya mo ng̃ naquilala
na itinuring sa ama
si Gregorio ay nagbadiya
baquit aco napagsiya,

Ano ang naguing señal mo
at aco'y naquilala mo
ani Rosaura'y ito
naririyan sa batoc mo.

Ng̃ sangol cang itinapon
iyan ang aquing pabaon
cauicaan co ng̃a noon
icao ay aquing matutunton.

Caya ang cabiyac niyan
ay aquing iniing̃atan
tangalin mo't cunin naman
ang na sa licod ng̃ altar.

Si Gregorio ay sumunod
tinangal ang na sa batoc
na sa altar ay dinulog
saca niya pinagsaclob

Noon niya pinagmasdan
relicariong pinagpisan
cahalimbaua'y hininang
ualang puang camuntiman

Caya itong si Gregorio
nahintacuta t nanglumo
tunay ng̃a palang ina co
ang naguing palad cong ito

Tuloy siyang nanicluhod
ang luha ay umaagos
at sa dibdib cung dumagoc
halos maualat madurog.
Saca ipinanambitan
ano't aco ay nabuhay
ng̃ munti po'y di pa naman
nalunod sa caragatan.
Di aco sana'y hindi na
napacasal sa cay ina
caya ng̃ayo'y ibig co pa
quitlin mo yaring hininga
At lumacad na ng̃ tuhod
sa caniyang ina'y dumulog
paa'y hinagcang tibobos
na may casamang himutoc
Ng̃ayon co ng̃a naquilala
na icao ng̃a'y aquing ina
at cung nacasal man quita
ay di pa nagcacasala.
Caya patauad ina co
patauad ng̃a si Gregorio
pagca justicia'y gauin mo
ng̃ayon ay tinatangap co.
Quinauit na ng̃a sa camay
ni Rosaurang timtiman
at saca binendicionan
patauad co ng̃ayo'y camtan.

Si Gregorio ay nagtindig
ang luha ay nagbabatis
napaalam siyang nalis
sa inang may dalang hapis.

At tuloy nanaog siya
ang pandayan ang pinunta
nagpagaua capagdaca
ng̃ cadena't campanilla.

Ang cadenang ipinundar
ipinasadiya't ng̃ tumibay
magcabilang dulo naman
may serradurang susian.

Ano ng̃a'y sa mayari na
ang cadena't campanilla
nagbalic na capagdaca
muling humarap sa ina.

At lumuhod sa harapan
humalic nuli ng̃ camay
ina co ng̃ayo'y paalam
bendicion mo'y pabaunan.

Pag-alis cong ito ina
uala na pong pagquiquita
sa cuarto ay maiuan ca
at manalangin tuina.

At ang hing̃in mong macamtan
sa Dios na poong mahal
doon quita magcapisan
sa malualhating bayan.

Pagca t dito'y malayo na
na quita'y magcausap pa
caya itong campanilla
ñgayon ang iiuan co na.

Ito'y huag lalapitan
sa aquing pagbibitinan
capag ito'y narepical
aco'y santo't santa icao.

Pagcauicang yao'y agad
ang cadena'y isinacbat
sa ina y muling humarap
ito'y ang ipinañgusap.

Ina'y aco'y paalam na
paalam sa iyo ina
ito na ang uacas hanga
ñg pag-uusap tang dalaua.

At cumuha capagcuan
mabaong pitong tinapay
pitong copang tubig naman
lumacad ñg patuluyan.

Doon sa habang paglacad
tinatalactac ang gubat
tumatañgis umiiyac
ang luha'y nañgalalaglag.

Balang bundoc na aquiyatin
isang buan cung sapitin
isang tinapay ay caeanin
at isang copang inumin.

Caya bustong pitong buan
paglalacad niyang tunay
pito namang cabunducan
ang caniyang sinalunĝahan.
Naubos namang lahat
baon niya sa paglacad
si Gregorio ay lumunsad
gumaui sa baudang dagat.
Sa isang malaquing tumoc
si Gregorio ay pumasoc
puno nĝ cahoy na relos
ang siya niyang dinulog.
Doon siya nanalanĝin
sa Inang mahal na Virgen
ang hinĝing idinaraing
calulua niya ay ampunin.
At tuloy siyang nagtica
pinagsisihan ang sala
at inihahandog niya
ang buhay at calulua.
Sa macatapos ang dasal
ang cadena'y hinauacan
sa cahoy ay ipinugal
at tuloy na sinusian.
Ang isang dulo'y sa canya
ibinilibid pagdaca
saca niya isinara
at tuloy sinusian na.

Nḡ matapos na masarhan
at maisusing matibay
susi'y ipinagpuculan
lumagpac sa caragatan.
Ito na nḡa'y siyang mula
caniyang pagdaralita
ni pagkain man ay uala
icabuhay na mistula.
Caya ang naguiguing pamatid
sa oras na sumasapit
pagcagutom ay pinupunit
ang canyang sangcap na damit.
Ano cayang cararatnan
nḡ ganitong napupugal
ualang iquinabubuhay
cundi damit sa catauan.
Nḡ macain nḡ maubos
ang tanang vestidong suot
damo naman ang pinutpot
saca tatauag sa Dios.
At ang caniyang uiuicain
sa inang mahal na Virgen
ito nama'y mantencion din
na caloob mo sa aquin.
Caya sa ininog-inog
niyong caniyang pagcagapos
lahat nḡ damo'y naubos
tungcol caniyang naaabot.

At ang dahong nalalagas
na sa caniya'y nalalaglag
quinacain niyang lahat
naguiguing pangpatid oras.
Mulang cumain ng̃ damo
itong abang si Gregorio
siya'y nagcabalahibo
alang̃ang hayop ó tao.
At di mo maquiquilala
sa casaman ng̃ hichura
baquit buto at balat na
ang sino ma'y maguiguitla.
Lalo cung cumilosquilos
ang sino ma'y matatacot
dahil sa balbas at buhoc
sa cataua'y tumataclob.
Ano pa ng̃a't kung sa hirap
ay na sa caniya ng̃ lahat
uala ca ng̃ itutulad
dito sa Sangmaliuanag.
Ng̃ lumaon ng̃ panahon
pagcapugal niya roon
dalauang pu't limang taon
ng̃ pagcatali sa cahoy,
Caya ang caniyang catauan
halos di na macagalao
baquit buto't balat lamang
uala na munti mang laman.

Caya lamang di malansag
may pumipiguil na balat
at cung ualang naghahauac
dapat na ñgang sumambulat.
Aquin ñga munang lisanin
itong na sa sa hilahil
ang salita'y pipihitin
at sa Roma co dadalhin.
Sa panahong yaon naman
Papa sa Roma'y namatay
sabihin ang caguluhan
lahat ng̃ mg̃a cardenal.
At di sila magcatuto
sa pagcamatay ng̃ sumo
iniisip cung paano
ang canilang pagboboto.
Doon ñga sa caramihan
ay may matandang cardenal
siya ang nacaaalam
ng̃ lahat ng̃ mg̃a bagay.
Siya ri't dili iba
nagmanejo sa lahat na
pati ng̃ catauan niya
sa capitulo'y casama.
At labing dalaua lamang
pati ng̃ caniyang catauan
sila'y titigisa naman
ng̃ candilang tinatangnan

At sa altar nagcatipon
nañgagdasal ñg Te Deum
ang cahulugan ñga noon
sila'y humihiñging tulong.

Na sa pagca capitulo
ñg labingdalauang ito
sila'y nañgagmamartirio
na dumadamay cay Cristo.

At doon sa mña saquit
na canilang tinitiis
ay hinihiñging mapilit
nasa nila'y ipabatid.

Sa canilang pagdarasal
caya may candilang tañgan
cung sino ang pagningasan
siyang papang igagalang.

Sa uala ring ipaquita
ang Dios na poong ama
ay nag-isip naman sila
ñg gagauing penitencia.

Sa cahabaan ñg arao
ñg canilang pagdarasal
may voces na inutusan
itong Dios na marañgal.

Na ang sinabi ñg voces
sa lahat ñg cardenales
huag na cayong magpilit
at di ninyo mababatid.

Cung ibig ninyong maquita
dito ang maguiguing Papa
sa caparangan magpunta
at doon maquiquilala.

Ang pangala'y si Gregorio
ng maguiguing Papa rito
at malaon ng totoo
ang caniyang pagmamartirio.

Ngayon siya ninyong cunin
dito sa Roma ay dalhin
at siyang quiquilalanin
pontifiseng dapat sundin.

Uicang ito'y ng madinig
niyong mga cardenales
sila'y nangagsipagtindig
catua'y di maisip.

Ipinagayac capagcuan
ang andas na paglalaguian
pati mga casangcapan
gamit sa Papang marangal.

At gayon din ang vestido
isusuot na habito
capa magna't pati pallo
at may dalang insensario.

Ano'y sa maihanda na
ang gagamitin ng Papa
caguluha'y sabihih pa
ng cardenal na lahat na

At noon di'y nagsilacad
caparangan ang tinahac
ang nagtuturo ng̃ landas
calapating lumilipad
Siya nilang sinusundan
sa lauac ng̃ cabunducan
hangang hindi nasunduan
ang talagang pinapacay.
Nang canilang mapanood
itong pobreng nagagapos
silay siniglan ng̃ tacot
dahil sa sama ng̃ ayos.
Na cung canilang pagmasdan
ualang paghalimbauaan
ang año at calagayan
hindi mapaguaring tunay.
Caya ang guinaua nila
nag oraciong para para
cung ano man ito aniya
ay ng̃ ating maquilala.
Nang matapos ang oracion
quinantahan ng Te Deum
dinulog na mahinahon
ang natatali sa cahoy
At canilang pinagbiguian
ng̃ ucol na cagalangan
sumagot na malumanay
itong abang napupugal

At tumanong ng̃ ganito
ano't cayo'y naparito
anang cardenal obispo
ang dahilan po'y sa iyo.
Icao ay aming cucunin
at sa Roma ay dadalhin
Papa cang quiquilalanin
ng̃ taong sino ma't alin.
Isinagot ni Gregorio
paanong pagcuha ninyo
cadena itong tali co
ang susi ay uala rito.
At aquin ng̃ang itinapon
pagca tali co sa cahoy
sa lacas ng̃ pagca pucol
sa ragat yaon humantong.
Anang mg̃a cardenales
tayo'y umasa sa lang̃it
capag siya ang may ibig
macacalagan cang tiquis.
Sa oras ding yaon naman
ng̃ mg̃a pagpapanayam
isang isda ang lumitao.
ang susi ay dala't taglay.
Isang ibon ang cumuha
ng̃ susi sa bibig niya
at siya rin ang nagdala
sa bubucas ng̃ cadena.

Doon niya inilagpac
sa harapan nḡa nḡ lahat
caya nagsipangguilalas
cabaitan nilang hauac.
Pagcaquita'y binucsan na
ang nasususing cadena
at tulov quinalag nila
pagcabilibid sa caniya.
Ano nga'y sa macalagan
tuloy namang inahitan
balahibo sa catauan
balbas, buhoc ay pinutlan.
Cataua'y nḡ luminis na
sinuutan capagdaca
nḡ vestidong mahalaga
habito at capa magna.
At sinuob na nḡa rito
guinitna nḡ incensario
pagpupuri'y mago't mago
sinusucuban nḡ pallo.
Nḡ canila nḡang ilacad
pinaglulanan ay andas
pagpupuri'y ualang licat
nḡ cardenales na lahat
At sa lacad nilang yaon
ang catulad ay procesion
capal nḡ nagsisalubong
hangang sa templo'y humantong.

Caya ñga't ñg dumating na
sila sa templo ñg Roma
nangagsigauan ñg viva
dahilan sa bagong Papa
At tuloy na inabutan
ñg candila't inalayan
at para nilang titingnan
cung ga't pagniningasan.
Halos di pa humahauac
sa candilang iguinauad
oras ding yao'y nagniñgas
na naquiquita ñg lahat.
At tuloy pinutuñgan pa
niyong mitrang mahalaga
catunayang maquiquilala
na ito ay siyang Papa.
Siya na ñgang pagcataniyag
dito sa Sangmaliuanag
pagcagandagandang palad
nitong nababad sa hirap.
Ñg siya ñga ay Papa na
humiling pa ñg parusa
na titiisin tui na
cung siya'y di nagmimisa.
Ang hiniling niyang tunay
na caniyang pagtitiisan
hangang uala sa simbahan
ay sumasaquit ang tiyan.

At cung siya,y nagmimisa
ay patitiguilin muna
cung sacali't matapos na
ay pabaliquin sa caniya.

Ang lahat niyang hiniling
quinamtang hindi nagmalio
palibhasa'y mauiisin
dahilan sa pagmamartir.

Aquin ngang lisanin muna
ang pagmamartir ng Papa
ang tutunguhin co muna
ang bahay ni Rosaura.

Sa panahong yaon naman
si Rosaura'y namatay
campanilla'y narepical
nagulo ang boong bayan.

Ang lahat ay nagsiguibic
obispo at cardenales
sa hinagang nangarinig
bimdi nila mapag-isip.

Ng maquita'y naquilala
na bangcay ni Rosaura
caya agad na dinala
doon sa imperiong Roma.

Ng Maipasoc sa templo
sumingao naman ang bango
caya si Papa Gregorio
napanaog sa convento.

Pagcaquita'y quinonsagra
ang bangcay ng̃ caniyang ina
pagpupuri'y sabihin pa
nitong daraquilang Papa.

Caya doon nagcapisan
Papa't bangcay ng̃ magulang
tui na'y iguinagalang
itinuturing sa buhay.

Ito na ng̃a ang mula na
sa inang paguiguing santa
ipinaquilala ng̃ Papa
sa lahat ng̃ taga Roma.

Ang caniyang ina'y lisanin
sa camahalang narating
ang aquing pasusunsuguin
ang sa Papang pagmamartir.

Arao gabi'y ualang lubay
paghilap ng̃ caniyang tiyan
caya lamang magtatahan
cung siya'y na sa sa altar

At sa gayong mg̃a saquit
hirap niyang tinitiis
nag-aalab ang pag-ibig
niya sa hari ng̃ langit.

Lubos na iniaahin
ang caniyang puso't panimdim
sa balang oras na cunin
ang buhay niyang angquin.

Nğ ibigin nğ lanğit
cunin itong mapagtiis
sa isang gabing tahimic
nğ datnan siya nğ saquit.
Oras na yatang talaga
nğ Dios na poong ama.
na siya ay cucunin na
at dadalhin sa Gloria.
At tuloy niyang binanguit
uicang Jesus Maria'y Josep
ang calulua co'y saguip
ipagsama mo sa lanğit
Ang hininğa'y nğ malagot
siya namang pagpanaog
ng angel at pumatnugot
hangang sa trono nğ Dios.
Siya na nğang pagcasama
cay Jesus na poong ama
ng mahal na calulua
nitong buniying Santo Papa.
Ito'y salaming malinao
na dapat panğaninuhan
tungcol taong biniyagan
dito sa mundong ibabao.
Cung sacali't cacasalin
dapat palang ipanğilin
at inğatan sa panimdim
cahalaya'y di sapitin.

Lalo't para na nĝa nito
pinagdaanan nĝ santo
sila'y cungdi may devoto
sa sala ay nanĝabuyo.
Ito'y hindi pa nagcamit
cahit nagcaisang dibdib
puri'y hindi nagcadunĝis
ay gayon pa ang sinapit
Caya aquing mĝa irog
huag nating malilimot
at laguing isasaloob
mĝa pagtauag sa Dios.
Dito'y aquin nĝ titiguilan
buhay na aquing sinaysay
cung aco may nagculang
cayo'y siyang capupunan.

**WAKAS**



IPINAGBIBILING KASALUKUYAN

**PRINCIPE ERRASTRO**

MGA KASALUKUYANG NILILIMBAG

**SAN ANTONIO DE PADUA**

**HARING ARNISTO AT DAMA ARBELLA**

